# PAG SISIAM

SA

MALUALHATING SANTO

NA SI

# S. RAMON NONATO,

CARDENAL NANG SANTA IGLESIA SA REAL ORDEN MILITAR NANG NUESTRA SEÑORA DE LA MERCED TAÑGING PINTACASI NANG MAÑGA BABAYI SA CANILANG MAPAÑGANIB AT MAHIRAP NA PAÑGAÑGANAC.

---

**Ipinalimbag nang isang devota**

---

MAY LUBOS NA CAPAHINTULUTAN.

---

MANILA:

TIPOGRAFÍA DE STO. TOMÁS

1910

# PAG SISIAM

SA

MALUALHATING SANTO

NA SI

# S. RAMON NONATO,

CARDENAL NANG SANTA IGLESIA SA REAL ORDEN MILITAR NANG NUESTRA SEÑORA DE LA MERCED TAÑGING PINTACASI NANG MAÑGA BABAYI SA CANILANG MAPAÑGANIB AT MAHIRAP NA PAÑGAÑGANAC.

**Ipinalimbag nang isang devota**

MAY LUBOS NA CAPAHINTULUTAN.

MANILA:

TIPOGRAFÍA DE STO. TOMÁS

1910

## SECRETARIA

DEL

ARZOBISPADO DE MANILA

---

S. S. Iltma. se ha servido decretar con esta fecha lo siguiente:

Por las presentes y por lo que á nos toca concedemos á D.ª Melchora Jimenez nuestra licencia y autorización para que pueda reimprimir y publicar el librito titulado "Pagsisiam sa malonalhating Santo na si San Ramón Nonato," en atención á que habiendo sido examinado por el M. R. P. Fr. Ulpiano Herrero O. P. censor de tagalo de este Arzobispado, no contiene según la censura cosa alguna que se oponga á la sana moral y dogma católico. Trascríbase por Sría. á la referida D.ª Melchora con encargo de que remita á la misma dos ejemplares impresos del citado librito; y archívese original.

Lo que trascribo á V. para su conocimiento y efectos consiguientes.

Dios guarde á V. muchos años. Manila 31 de Diciembre de 1909

IGNACIO TAMBUNGUI.

**Dros. P2'00.**

*Sra. D.ª Melchora Jimenez y Ramos.*

# PAUNAUA

Isang daquilang cabaitan ang humanap nang isang taong caquilala nang hari ó iba cayang puno nang mangyaring siyang magsangalang sa caniya cung sacasacali,t, datnan casacunaan, ó caya gauing taga pamagitan cung may ninanasang biyaya,t, catungculan. Ganito ang guinaua ni Jeseng sadiyang cabaitan, na Patriarca sa Egipto; sapagca,t, niyong siya,i, nacuculong sa isang bilanguan dahil sa paratang na sala nang isang mahalay at ualang puring babayi, nang maquita niyang n cauala ang isa niyang casama, at mag babalic na muli sa pag lilingcod sa hari; datapua,t, nalimutan ang bilin ni José. Cung sa bagay, ay baga ma,t, di palaguing nangyayari ang nasa nang isang may caquilalang mataas na tauo na minamahal nang hari dito sa lupa, ay tinatauag ding cabaitan ang humanap nang gayong taga pag sangalang, at tinatauag na mapapalad ang mairoon na.

Nğuni,t, cung minsa,i, isang malaquing ca-olulan itong guina gaua natin sa panunuyo, pag papaquitang loob at pag samba halos sa isang tauong baga ma,t, anong pagca taas nang catungculan, ay sapilitang bucas ó macalaua ay daratnan din nang camatayan, ang isang tauong hamac na nararamtan din nang dilang caralitaang taglay nang catauang lupa bagama,t, anong laqui nang caniyang camahalan at cataasan, at madalas na naglililong loob at di nagtatapat sa atin.

Sa bagay na ito,i, cung isang cabaitan ang magcaroon nang isang catotong caquilala nang hari dito sa lupa, cahima,t, di palaguing nabubuhay at di palaguing nag tatapat sa atin, ¿di caya lalong cabaitan ang humanap nang isang catoto na caquilala at causap usap nang Hari sa Lanğit; sapagca,t, ang gayong manğa caquilala, na gaya na nğá ni San Ramón Nonato, na siya nating gagauing caquilala nğayón, cailan ma,i, di magtatacsil sa atin, at cung ang hari dito sa lupa, ay madalas na di macapagcaca-loob nang ating ninanasa, nğuni, ang Hari sa Lanğit ay sapagca,t, siya,i, macapangyarihan ualang di maipagcacoloob na anomang bagay, liban na lamang cung

hadlañgan natin nang pagcacasala liban na lamang cundi na u-ucol sa ating icapapa sa lañgit ang ating hinihiñgi. Caya ñga cung ibig nating humiñgi nang anomang biyaya dito sa mahal na Pañginoon nang Lañgit at lupa sa pamamag-itan ni San Ramon Nona'o ay nararapat na hugasan muna natin nang luha nang tunay na pag sisisi ang mangà libag na casalanan nang ating caloloua.

Yayamang ang mañga babaying nag dadalang tauo ang dapat mamintacasi dito sa mahal na Santo, nang sila,i, pagcalooban nang isang mapalad at maloualhating pag daraan, ang una cong ipinag tatagubilin cung ibig macamtan itong b'yayang canilang ninanasa, ay linisin ang canilang calulua at tularan ang mañga cabaitan nang Santo, na cung gayo,i, lalong mabighani ang caniyang loob sa pag dalañgin at pamamagitan sa Dios nang cagalingan nang inyong cataua,t, caloloua.

———

## UNANG ARAO.

*Ang tanda nang Santa Cruz etc.*
*Pang̃inoong cong Jesucristo etc.*

### PANALAÑGIN.

Dios at Pang̃inoong macapangyarhan, sinasamba co nang boong pang̃ang̃a, upapa ang ualang hangan mong cataasan na may tatlong Persona at íisa sa pagca Dios; at pinasasalamatang co ang mang̃a daquilang biyaya na ipinamuti mo sa maloualhating San Ramon Nonato, pinag calooban mo siya nang boong casaganaan nang catapang̃an nang loob, carunung̃an at pag ibig nang siyang maguing ca-aliuan, at caguinhauahan nang sa caniya,i, namimintacasi; ipinag mamaca-aua co sa iyo alang alang dito sa mang̃a tang̃in ligaya, at sa mang̃a daquilang carapatan niya calaquip nang mang̃a ualang hangang carapatan ni Jesucristong bugtong mong Anac at aquing manaracop, na ipagcaloob mo sa aquin ang catapang̃an nang loob sa paquiquilaban sa mang̃a ca-auay nang aquing calulua, ca-

runuñgan sa pagca tuto nang dapat cong gauin sa icapapa sa Lañgit at maniñgas na pag ibig sa cagaliñgan mong ualang hangan, gayon din naman ang biyayang ninanasa co dito sa pag nonovena cung ma-uucol sa lalong capurihan nang Dios at cagaliñgan nang aquing calulua. Siya naua.

*Magdarasal nang tatlong Ama namin, tatlong Aba Guinoong Maria at tatlong Gloria Patri at saca isusunod ang Panalañgin darasalin sa lahat nang arao nang novena pagca tapos nang pasimula sa arao arao.*

## PANALAÑGIN

O malualhating San Ramon Nonato, masintahin cang lubha sa iyong mañga devoto: aco,i, cahit ang lalong cahuli hulihan sa lahat, ay maligaya ang aquing pusô, at pinapaguing daquila cang Santo nang camahalang ualang hangan nang ating Dios at Pañginoon, pinamutihan ca nang mañga tañging biyaya at caloob dahil dito,i, pinasasalamatan cong ualang hangan ang Santísima

Trinidad, at icao naman, marangal cong pintacasi: mag lualhati ca malualhating Santo, sa madla mong carangãlan, at alang alang diyan, at sa dugóng ibinubó nang ating, Mananacopna si Jesucristo; at sa calinis linisang pag lilihi ni María Santísima, ipinag mamaca-aua co sa iyo nang boong pangã-ngãyupapa na ipamag- tan mo sa di matingcalang carurucan nang Dios ang pag papalâ sa nag pipighating Santa Iglesiang Ina namin nang sa iyong panalangĩn ay mag lubag ang tapat na galit nang Dios lingãpin ang icalalatag nang tunay na pananampalataya, ay icapapaui nang *mangã bugtot* na aral, ang capayapaan at pagca sundo nang mangã haring Cristiano, ang pag tatagumpay sa mangã di binyagan, ang catahimican nitong sangcapuluan at pagca hangõ nang mangã ca aua auang Cristianong bihag. Ipinag mamaca-aua co naman sa iyo, guilio cong pintacasi, sa buo cong pusô na icao ang sa aqui,i. maguing taga pag sangalang, at yayamang icao ay nalaong horas na di namatay sa loob nang tiyan nang iyong Inang patay at lumabas ca sa caniyang taguiliran nang maguin caaliuan nang mundo, ang aquing calulua naman ay ma-

natiling buhay sa gracia sa loob nang catauang lupa, at tularan co ang iyong pag ibig at mañga cahañga hañgang cabanalan, nang cung dumating ang horas nang camatayan ay sa boong catahimica,i, ma·uacsi nang aquing puso ang lahat nang masasamang panimdim at ang mañga malicmatang cayamanan dito sa lupa, at nang sa mani ñgas na pag ibig sa ating Dios at Pañginoon, lumipat ang aquing calulua doon sa lañg't at purihin co,t, ipag dañgal sa casamahan mo at nang lahat nang mañga Angeles at Santos ang macapangyarihang Pañg'noon mag pasaualang hangan. Ipinag mamaca aua co naman sa iyo, catamis tamisan cong Ama, na ipagcaloob mo sa aquin ang tañging biyayang ninanasa co. *(Dito,i, hinihnigi sa loob nang baua,t, isa ang biyayang ninanasang macamtan sa Santo.)* Aco,i, uma asa, lubhang masintahin cong Ama na icao ang magsasangalang sa aquin, ya amang ang lahat nang sa iyo,i, namintacasi ay pinag papala mo at quina aua an; yayamang sa capighatian nang iyong mañga devoto ay nagpauis, anang iba, ang iyon mñga Larauan. Datapua,t, cun sacali,t, di maucol sa lalong capurihan nang Dios at

sa cagalingan nang aquing calulua ang biyayang ninanasa co ay hiñgin mo sa Dios na aco,i, matutong umayon sa caniyang mahal na calooban, at nang sumapayapa ang aquing calulua sa balang ipahintulot niya sa aquin habang aco,i, nabubuhay, at hangang sa oras nang camatayan, nang macamtan co ang di masayod na caligayahan doon sa mapalad na caharian. Siya naua.

*Isusunod ang Antifona at ang mañga dalit sa Santo.*

## ICALAUANG ARAO.

*Ang tanda nang Santa Cruz etc.*

*Pañginoon cong Jesucristo Dios na totoo etc., saca isusunod itong*

## PANALAÑGIN

Catamis tamisan cong Jesus, Pañginoong tumubos at lubhang umibig sa aquin. Icao ang nagcalinga nang di mamagcano sa iyong lincod na cay San Ramon Nonato, dinalao mo siya sa caniyang camusmusan,

at iquinintal mo sa caniyang malambot na camay ang catamis tamisan mong ñgalan, pina lalayao mo siya,t, tinatauag na caguilio guilio na pamagat na capatid, ipinutong mo sa caniya ang corona mong tinic at icao ang nag subo sa caniya nang iyo ring mahal na catauan nang siya,i, mamatay na: Dito sa lahat na mañga biyaya at iba pang dico natatalastas, ay pinasasalamatan cong ualang hangan ang daquila mong camahalan; ipinagmamaca aua co sa iyo na alang alang sa mañga biyayang ito at sa mañga caharñga hañgang cabanalan na ipinaguing dapat niya at alang alang naman sa ualang hangang carapatan nang caniyang pagca casaquit, ay pagcalooban mo aco nang gracia at nang cung matularan co ang caniyang mañga aral ay mangyaring calugdan mo aco at pagcalooban nang mañga biyayang iquinasi mo sa caniya. Ipinag mamaca-aua co rin sa iyo ang biyayang hinihiñgi co dito sa pag sisiam, cung na-uucol sa lalo mong capurihan at icagagaling nang aquing caloloua. Siya naua.

*Magdarasal nang tatlong Ama namin, tatlong Aba Guinoong María at tatlong*

*Gloria Patri at ang Panalangin.* O maloualhating San Ramon Nonato etc. *saca isusunod ang Antífona at ang manga dalit sa Santo.*

## ICATLONG ARAO.

*Ang tanda nang Santa Cruz etc.*
*Pañginoong cong Jesucristo Dios na totoo etc. saca isusunod itong*

### PANALANGIN

Maalindog na Reina nang sangcalingitan; Maríang cabanal banalan, Reina nang manga Angeles, at Ina nang nangag pipighati, dumudulog aco sa iyo at nag papasalat na macalilibo, sa di mamag canong biyaya na ipinamuti mo sa iyong guilio na Anac at lingcod na si San Ramon Nonato; sapagca,t, bucod pa sa pag lilimbag mo sa caniyang maliit na camay nang iyong mahal na pangalan nang iyong dalauing casama mo ang iyong gniniguilio na Anac, ay icao pa naman ang naguing maestra at Ina niya sa pagcacalinga at pag tuturo na parang iyong anac na tunay, tinauag mo

siya sa mahal na Religion de la Merced' at hinandugan mo nang boong pag ibig nang isang lubhang mariquit na coronang bulaclac. Alang alang nğa dito sa manğa tanğing caloob mo, at sa manğa cabanalan nang iyong Lingcod na si San Ramón, gayon din sa manğa ualang hangang carapatan ni Jesucristo, ay ipinag mamaca aua co sa iyo, lubhang maauaing Ina, idalanğin mo aco sa iyong bugtong na Anac, na macamtang co ang tanang hinihinği co sa pamag-itan nang iyong ini-ibig na alipin na si San Ramón, lalong lalo na ang biyayang ninanasa co dito sa pag sisiam, cung nararapat sa lalong capurihan nang Dios at icagagaling nang aquing calulua. Siya naua.

*Magdarasal nang tatlong Ama namin, tatlong Aba Gainoong María at tatlong Gloria Patri at ang Panalanğin.* O maloualhating San Ramon Nonato etc. *saca isusunod ang Antifona at ang manğa dalit sa Santo,*

———

## ICAAPAT NA ARAO.

*Ang tanda nang Santa Cruz etc.*
*Pañginoon cong Jesucristo Dios na totoo etc. saca isusnnod itong*

### PANALAÑGIN

Dios at Pañginoong lubhang malualhating carapat dapatang pintuhuin at sundin nang boong quinapal inihahandog co sa iyo, nang buo cong pusô yaong Santong casunuran nang daquila mong lingcod na si San Ramon, na sa pag bibigay lugod sa iyong camahalan, ay di lamang sinunod nang boon caligayahan ang manga mahal mong utos, at nang caniyang Ama at mañga puno, cundi naman ang mañga ipinag uutos nang caniyang mañga nasasacupan, ipinag mamaca-aua co sa iyo na alang alang sa mañga carapatan n'tong lubos na casunuran at alang alang naman sa mamñga carapatan nang lubhang masunurin cong Mananacop, na si Jesucristo, ay matuto acong sumunod sa aquing mĝa punó at magpaquita nang malubay na loob sa mga mabababa sa aquin, at ipagcaloob mo ang bi-

yayang ninanasa co dito sa pagsisiam, cung nararapat sa lalong capurihan nang Dios at cagalingan nang aquing calulua. Siya naua. *Magdarasal nang tatlong Ama namin, tatlong Aba Guinoong Maria at tatlong Gloria Patri, at ang Panalangin.* O malualhating San Ramón Nonato etc. *saca isusunod ang Antifona at ang manga dalit sa Santo.*

## ICALIMANG ARAO.

*Ang tanda nang Santa Cruz etc.*

*Panginoong cong Jesucristo Dios na totoo etc. saca isusunod itong*

## PANALANGIN.

Dios at Panginoong lubhang masintahin sa Santong caruc-han, inihahandog co sa iyo yaong lubos na pagca hubad sa lahat nang cayamanan dito sa lupa ni San Ramón Nonato, habang nabubuhay at hangang sa camatayan na iquinatutua na ang totoong cailangan sa caniyang catauan, at ang pinagpipilitan sa caniyang pagpapalimos ay ang maca hango nang manga ca-aua auang bihag, at matulungan ang maraming duc-ha,

na ina-alio sa canilang cahirapan at nanañgis cung ualang sucat maipag cauang gaua; ipinag mamacaaua sa iyo, Ama co, na alang alang dito sa cahañga hañgang cabanalan nang iyong lincod at sa mañga c rapatan ni Jesucristo, ay matuto acong mag puri at mag pasalamat sa balang ipagca loob sa aquin na natutungcol sa catauan, at ang pag pilitan co ay ang pag titipon nang mañga cayamanan nang calulua, nang macamtang co yaong calualhatiang ualang hangan: ipinag mamaca aua co naman sa iyo ang biyayang ninanasá co dito sa pagsisiam, cung mau ucol sa lalong capurigan nang Dios at icagagaling nang aquing calulua, Siya naua.

*Magdarasal nang tatlong̃ Ama namin, at tatlong Aba Guinoong María at tatlong Gloria Patri, at ang Panalang̃in.* O malualhatiñg San Ramón Nonato. etc. *at saca isusunod ang Antifona at ang mañga dalit sa Santo.*

———

## ICAANIM NA ARAO.

*Ang tanda nang Santa Cruz etc.*
*Panginoong cong Jesucristo Dios na totoo etc. saca isusunod itong*

### PANALANGIN.

Dios at Pan̄ginoon, na sa pagca ibig mong ipaquilala ang malaqui mong pag mamahal sa calinisan, ay inibig mo na ang iyong bugtong na Anac ay magcatauang tauo sa calinislinisang tiyan ng̃ isang dalisay na Vírgen; alang alang dito sa uagas na pagca Vírgen nang Ina nang man̄ga Vírgenes na si Mariang cabanal banalan, at sa inialay na calinisan ni San Ramon Nonato sa man̄ga camay nitong daquilang Reina na ipinan̄gaco nà di sisirain ang caniyang pagca Vírgen, at i-in̄gatan sa boong buhay na parang isang Angel na may catauang tauo; ipinagmacaaua co sa iyo sa boong capacumbabaan na ipinagcaloob mo sa aquin, Pan̄ginoon co, ang isang uagas na calinisan nang catauan at calulua, calaquip nang isang daquilang cahinhinan nang lahat cong quilos, at

isang laguing pag-iingat nang aquing mg̃a carandaman: ipagcaloob mo naman sa aquin ang hinihing̃i co dito sa novena, cung mapanuto sa lalong capurihan nang Dios at sa cagaling̃an nang aquing calulua. Siya naua.

*Magdarasal nang tatlong Ama namin, tatlong Aba Guinoong María at tatlong Gloria Patri at ang panalang̃in.* O malualhating S. Ramón Nonato etc *saca isusunod ang antífona at ang mang̃a dalit sa Santo.*

## ICAPITONG ARAO.

*Ang tanda nang Santa Cruz etc.*

*Pang̃inoong cong Jesucristo Dios na totoo etc. saca isusunod itong*

## PANALAG̃IN.

Dios at Pang̃inoon, na ipinag dadang̃al mo at itinataas ang nag papacahamac at nag papacababa, inihahandog co sa iyo sa boong capacumbabaan ang cababaang loob nang iyong lingcod na si San Ramon Nonato, na bagama,t, siya,i, lubhang mahal ay hindi nacutya na mag pastor nang

hayop, nang siya,i, maguing Religioso ay ina-ari niyang di siya carapat dapat sa gayong calagayan; at nang maguing Cardenal na ay di iquina cut-ya na siya,i, mag asal na parang isang novicio. Alang alang ñgá sa mañga carapatan nitong cahañga hañgang cabanalan at alang alang naman sa mañga carapatan ni Jesucristong aquing mananacop na tantong nagpacababa dahilan sa amin, pinag mamacaaua co sa iyo. Pañginoon co na itapon mo sa aquing pusô ang carañgalan at capalaluan at nang cung manghauac aco sa isang malalim na capacombabaan, na siyang pinaca mabuting taga pag iñgat nang cabanalan, mapalagui aco sa paglilingcod sa iyo hangang sa huling sandali nang aquing buhay: at cung mararapat sa lalong capurihan nang Dios at sa cagaliñgan nang aquing calulua, ay ipagcaloob mo sa aquin, Pañginoon co ang hinihiñgi co dito sa pagsisiam. Siya naua.

*Magdarasal nang tatlong Ama namin, tatloug Aba Guinoong María at tatlong Gloria Patri saca ang Panalañgin.* O malualhating San Ramon Nonato etc. *saca isusunod ang Autifona at ang mañga dalit sa Santo.*

## ICAUALONG ARAO.

*Ang tanda nang Santa Cruz etc. Panoinoon cong Jesucristo Dios na totoo etc. saca isusunod itong*

### PANALAÑGIN.

Dios at lubhang masintahing Pañginoon, na ang mña caluluang masintahin ay lalo mong pinapagniningas sa apoy ng pag-ibig sa iyo, iniaalay co sa iyo ng boong pusô yaong maningas na pag-ibig ng maluualhating si San Ramon Nonato na ninasa niyang di miminsan na ipagcaloob niya sampu ng buhay nang matubos lamang ang mañga caaua auang bihag, at ito,i, alang alang sa pag ibig sa iyo, at baga man hindi siya namatay sa sandata nang tampalasang hindi binyagan; gayon ma,i, nacamtan niya ang mataas na carañgalan nang pagca martir, dahil sa mañga cahirapang tiniis niya niyong siya,i, mabihag ipinag-mamaca-aua co nga sa iyo, Pañginoong co, na alang alang sa lubhang madagabdab niyang pag ibig, at alang alang namang sa ualang han-

gang pag ibig ni Jesucristo, ay ipagcaloob mo sa aquin ang isang tunay na pag sinta sa camahalan mong ualang hangan at isang santong pagca-aua,t, pag ibig sa lahat nang manğa duc-ha at maralita lalong lalo na sa manğa ca-aua auang bihag, ipagcaloob mo naman sa aquin ang ninanasâ cong camtan dito sa pag sisiyam cung mararapat sa lalong capurihan mo at sa icagagaling nang aquing calulua. Siya naua.

*Magdarasal nang tatlong Ama namin, tatlong Aba Guinoong María at tatlong Gloria Patri saca ang Panalanğin.* O malüalhating San Ramon Nonato etc. *saca isusunod ang Antifona at ang manğa dalit sa Santo.*

## ICASIAM NA ARAO.

*Ang tanda nang Santa Cruz etc.*

*Panğinoon cong Jesucristo Dios na totoo etc. saca isusunod itong*

## PANALAÑGIN

Dios at ualang hangang Panğinoon, na hindi mo hinabag ang humihinği sa iyo na

calaquip ang pananalig, cababaan nang loob at catia-gaan, at cung hanga ngayo,i, bagaman aco,i, na mamali sapag dalangin sa iyo nguni,t, aco,i, nagcuculang sa manga quinacailangan nang mapilitan ang mahabaguin mong pusô; ngayon na siyang catapusang arao nang aquing pag sisiam, ay dumudulog aco,t, nag papatirapa sa manga mahal mong pa-anan, at sa boong capacumbabaan ay inahaharap co sa iyo ang aquing manga cailangan calaquip ang isang buhay na pananampalataya at matibay na pananalig na didinguin mo nang taos cong caraingan sa pamamag-itan nang mapalad na si San Ramon Nonato: at nang lalo capang mabighani ay inihaharap co sa di mating-cala mong camahalan ang manga tiniis na martirio, cahirapan, capighatian, caruhaguinan, catampalasanan at caalipustaan na sa pag tulad sa Mananacop na si Jesus, ay tiniis nang Santong mananacop na si Ramón; at ipinag mamaca-aua co sa iyo na alang alang sa manga carapatan ni Jesús na aquing mananacop at ni Mariang aquing Ina, aco,i, pagcalooban mo nang isang banal na catiisan at lubos na pag ayon sa iyong santong calooban sa lahat cong

mañga cahirapan, capighatian at caralitaan nang calulua,t, catauan: ipinag mamaca-aua co naman sa iyo ang tañging biyaya na sa lahat nang arao nitong novena ay idinadalañging co, at ñgayo,i, ipagcaloob mo sa aquin cung nararapat sa lalo mong capurihan, at cung icagagaling nang aquing calulua. Siya naua.

*Magdarasal nang tatlong Ama namin, tatlong Aba Guinoong Maria at tatlong Gloria Patri saca ang Panalañgin.* O maluallhating San Ramón Nonato etc., *saca isusunod ang Antifona at ang mañga dalit sa santo.*

## ANTIPHONA.

¡O Beatum Reymundum! Qui totis visceribus dilexit christum, et in suæ charitatis exemplum, se ipsum pro captivis dare non duvitavit.

O Beata anima quam, gladius et si persecutorum non obstulit, meritum tamen Martirij, non amisit.

℣. Cor meum, et Caro mea.
℟. Exultaverunt Deum vivum.

**OREMUS.**

Deus qui in liberandis fidelibus tuis ab impiorum captivitate. Beatum Reymundum Nonatum, Coufessorem, tuum mirabilem effecisti: ejus nobis intercessione concede, ut á apeccatorum vinculis absoluti, quæ tibi sunt placita liberis mentibus exequamur Per Dominum nostrum Jesum, etc.

## DALIT SA SANTO

---

Sa Cataluña ay arao
At sa cay Mariang hirang.

*Icao ang aming patnubay*
*O Ramong sadyang uliran.*

Ang ina mo,i, namatay man
Ay di ca napaquiramay
Sa loob nang caniyang tiyan
Hiuagang sucat pag tac-han.
Ang taguilira,i, nang bucsan
Lumabas ca capagcouan.

*Icao ang aming patnubay*
*O Ramong sadyang uliran.*

Ang sa cay Jesus na ñgalan
At ang cay Maria naman
Sa palad mo ay naquintal
Sacá icao ay hinirang.
Sa Religio,i, mapa-bilang
Na de la Merced cung turan.

*Icao ang aming patnubay*
*O Ramong sadyang nliran.*

Tanang bihag na binyagan
Tinubss mo,t, quina-auaan
At sampu nang iyong buhay
Sa cay Cristo,i, ibínigay.
Sa lagui mong pañgañgaral
Sa demoniong campo,t, caual.

*Icao ang aming patnubay*
*O Ramong sadyang uliran.*

Labi mong binubucalan
Nang matatamis na aral
Ay tantong pina-hirapan
Nang mañga hindi binyagan.
Ñguni,t, hindi nahadlañgan,
Ang iyong pañgañgaral.

*Icao ang aming patnubay*
*O Ramong sadyang uliran.*

Sa isang duc ha,i, ibinigay
Ang iyong Capelong mahal
Na ang ganting cabayaran
Ni Csisto,t, Inang timtiman.
Isang coronang marangal
Na galing sa calangitan.

*Icao ang aming patnubay*
*O Ramong sadyang uliran*

Ang cay Jesucristong camay
Siyang nag papaquinabang.
Nang malapit ca nang manao
Sa bayan nang cahirapan
Saca nang icao ay mamat y
Isang mula ang pumasan.

*Icao ang aming patnubay*
*O Ramong sadyang uliran*

Pinagaling mo ang tanang
Bulag, lumpo,t, manga pilay
Ang baog ay binibigyan
Nang anac at binibigyan

Ang cahi,t, mamatay man
¡O daquilang cababalighan!

*Icao ang aming patnubay*
*O Ramong sadyang uliran*

Iyo namang binibigyan
Ang magsasaca nang ulán
Patay na hayop ay binuhay
Ang duc ha,i, guinagauaran.
Nang caniyang cailañgan
¡O santong sucat pagtac-han!

*Icao ang aming patnubay*
*O Ramong sadyang uliran*

℣. Ipanalañgin mo cami, malualhating San Ramon Nonato

℟. Nang cami maguing dapat magcamit nang mañga pañgaco ni Jesucristo.

## PANALAĞIN.

Pañg'noon cong Dios na sa pagtubos ñg mañga cristianong bihag nang hindi binyagan, ay guinaua mong confesor si San Ramon Nonato, alang alang sa caniyang pama-

mag-itan ay ipagcaloob mo sa amin na mga ligtas sa caalipinan nang casalanan, alang alang cay Jesucristong Panginoon namin na naquiquibuhay at naquiquipaghari sa iyo na casama nang Espíritu Santo magpasaualang hangan. Siya naua.

## UNANG

## PANALAÑGIN

TAÑGI SA MAÑGA BABAYING NAGDADALANG TAUO NA DAPAT DASALIN PAGCA TAPUS NANG NOVENA, AT SA ARAO ARAO HANGANG SA CANILANG CAPANGANACAN.

O lubhang ma-auaing Vírgen, na ang pamagat ay de la Merced, ipinag-mamaca-aua co sa iyong catamis tamisang pusô na dinguin mo acong tumatauag sa iyo; at alang-alang doon sa iyong pañganganac na uala munti mang hirap at alang alang naman sa manga carapatan nang iyong lingcod na si San Ramon Nonato na ipinanganac nang caguila guilalas na panganganac ay pagcalooban mo aco nang isang mapalad at malualhating

pag dar an, yayamang humahain acong alipin sa daquila mong camahalan, nang lalo cong mapag lingcuran ang bugtong mong Anac na si Jesucristong aquing mananacop: Siya naua.

## ICALAUANG

## PANALAÑGIN

O cahaag̃a hang̃ang San Ramon Nonato tang̃ing pintacasi at taga pag ampon sa mang̃a babaying nagdadalang tauo, dumudulog aco sa íyong mahal na pa anan taglay ang isang lubos na pag ása at pag-ibig, at nag papasalamat aco nang maca-lilibo sa mang̃a daquilang biyaya na ipinagcaloob sa iyo nang Dios dito sa lupa at sa calualhatian quina camtan mo diyan sa lang̃it, ganti,t, bayad sa di mabilang at di masayod mong mang̃a cahirapan at capagalan nang pagpipilit mong maquilala,t, malathala ang cagalang galang na ng̃alan nang Dios sa mang̃a bayang hindi binyagan, ganti,t bayad sa pag tubos mo sa mang̃a ca-aua auang bihag, at sa pag pipilit mo nang ícapag babalic loob nang mang̃a macasalanan.

Alang alang dito sa lahat mong carapatan ay ipinag mamaca-aua co sa iyo maluualhati cong Santo, na yayamang lumitao ca sa mundo sa arao ni María Santísima nang maguin ca-aliuan nang madla at umacyat ca sa langit sa arao nang Domingo na siyang arao nang tua,t, ligaya, ang aquing capa-ñganacan naman ay maguing mapalad na arao nang caligayahan sa lalong capurihan nang Dios ni María Santísima at carañga-lan mo. Siya naua.

*Pagca tapos nitong dalauang Panalañgin, nang lalong calugdan nang Dios ay du-malao sa Santísimo at saca isunod itong*

## PANALAÑGIN.

Macapangyarihang Pañginoon at Dios nang aquing calulua,t, buhay, sa daquila mong pag ibig sa tauo,i, di mo pa sinucat ang pag bubo nang lubhang mahalaga mong dugó nag tiis nang di naririnig rinig na ca-hirapan, at sinacop itong mundong tampala-san at suail cundi naman linalang mo pa ang himala nang dilang himala nang maguing lunas nang lahat naming caramdaman at ca-

hirapan, ito,i, ang paquiquipisan mo sa amin na nag cusa cang lumagoc sa Santísimo Sacramento na iguinagalang co,t, sinasamba nang buo cong puso,t, calulua. Ipinag mamaca-aua co sa iyo na alang-alang sa mñga di cauasa mong hirap at sa mañga saquit na binata nang cabanal banalan mong Ina, ay pagca looban mo aco nang calinisan nang calulua, nang maguing dapat acong mag puri at mag-pasalamat sa iyo at nang mabuhay at mamatay aco sa pag lilincod sa iyo sa catapusa,i; macamtang quita mag pasa-ualang hangau diyan sa lañgit. Siya naua.

## PANALANGIN.

SA ICÁPAPACA GALING NANG SANDAIGDIGAN NA CARANIUANG DINADASAL NANG MAÑGA CALULUANG MASINTAHIN CAY JESUS PAGCA PAQUINABANG AT SA MAÑGA PAG DALAO SA SANTISIMO SACRAMENTO.

Lubhang masin ahing Jesus, ña binucsan mo sa mñga tauo ang cayamanan mong ualang hangan. hindi sa iilang culang palad lamang, cundi sa boong sang cacristianuhan at sa boong sangsinucuban, na sinacop nang

dugo mong mahal. Ang lahat nang tauo,i, pauang lic-ha nang iyong mañga camay at mañga pinacaiibig cong capatid at cung si la,i, cahabagan mong lahat, bucod pa na di mababauasan ang masagana mong aua, ay bagcus pang mauululan ang pagdaloy nang mayamang bucal nang iyong mañga biyaya, at lalong mag aalab nang niñgas nang sinta sa iyong pusong mahal.

Ilingap mo ang mahahaba̧guin mong mata sa binilog bilog nang lupa: ¡ay at sacdal na ang sa mundong casiraan! Ang infierno,i, sa arao arao ay nagtatagumpay, at caquilaquilabot ang dami nang caluluang nañgahuhnlog doon. Inaaquit nang mundo ang caramihan sa marayang lugod, lumalaganap na parang salot ang mañga buctot na aral, ang casaquiman at ang pag-ibig sa yamang lupa ay si ang dahil na pinangungulan nang pagod; ang lahat ay inilulubog nang daya,t, casucaban; ang madagabdad na niñgas nang cahalayan ay tumutupoc sa matanda,t, bata, at sa catapusa,i, ang pagca hiyang gumaua nang cabanalan ay siyang nag tatagumpay pati sa mñgá magagandang loob. ¡Ay! ¡caquila-quilabot ang masamang asal na nag hahari sa panahóng ito!

¿At di mo damdamin, Pan͠ginoon co, ang di gangayong capahamacan? ¿pababayaan mo bang masayang ang mahal mong dugo? ¿pababayaun mong pahamacan niyaon ding mañga naguing dahil nang iyong pagbububo. Huag mong itulot na magtagumpay si Lucifer. Dinguin mo ang hibic nang mg̃a caluluang sa iyo,i, umiibig, paquimatyagan mo, at pati mañga bagay na ualang calulua ay tila itinatan͠gis at iquinalulumbay nila ang pag liling-cod sa mañga tauong palamarang loob na di nagsisisunod sa mahal mong utos. Itanyag mo sa lahat ang mañga mahal mong sugat, na humin͠gi nang palauad, at icahambal nang cabanal banalan mong puso ang di gagayong capahamacan. Piguilin mo ang tacbong mab lis nang di maulatang casalanan, at pahimpilin mo ang madlang sacrilegio, puno at mula nang madlang casaman, sucat na ang pagcacasala, sucat na ang hirap at capaitan. Bigyan mo nang capayapaan ang lupa. hulugan mo nang mahal mong espíritung mapagbigay buhay: at capag nabago nang lahat ang bagay ay sasambahin ang casanto santosan mong ñgalan, igagalang ang religión santa, susundin ang mahal mong utos at pupurihin ca,t, macacamtan ng̃

lahat nang ma ğa tauo mag pasa ualang hangan. Siya naua.

## DEVOCION.

### SA NAG HIHINĞALONG PUSÔ NI JESUS.

Dalauang bagay ang quina u-uian nang devoc óng ito: ang una,i, ang pagbibigay puri sa mahal na pusô ni Jesús na sa boong buhay niya,i, nag tiis nang di mamagcanong cahirapan, lalong lalo na sa panahon nang mahal niyang Pasión, at ang naguing dahil nitong madlang hirap ay ang cagalinğan nğ manğa calulua.

Ang icalaua,i, nang macamtan ang magandang camatayan nang ualong pung libong mahiguit cumulang na namamatay sa arao arao alang alang sa carapatan nang matagal niyang paghihinğalo.

## PANALANĞIN.

### SA ARAO ARAO NANG BIG-YAN NI JESUS NANG MAGANDANG CAMATYAN ANG MANGA NAG HIHINĞALO.

O ma-auaing Jesus, na totoong nag aalab sa pagsinta sa manğa calulua, alang alang

sa hapis nang camahalmahalang pusô mo, niyong nag hihiñgalo ca sa Cruz at sa mña casaquitan nang calinislinisang Ina mo, iniaamo co sa iyong hugasan mo nang mahal na dugo ang manña casalanang lahat nang nag hihiñgalo at mamatay ñgayon. Siya naua.

O catamis tamisang pusô ni Jesús na nag hiñgalo ca sa Cruz, nang masacop mo cami, caauaan mo ang macasalanan papanao ñgayon sa buhay na ito. Siya naua.

## INDULGENCIAS.

Sa pagdarasal nan alin man sa dalauang naturang panalangin, cailan man at tuina,i, macapag cacamit tayo nang isang daang arao na indulgencia, ó uacas sa casalanan, sapagca,t, siyang caloob nang ating Santo Pap ng si Pio IX niyaong taon 1850. Cun dasalin natin ang manña naturang panalañgin macaitlo mag hapon arao arao sa boong isang buan, sa halimbaua sa umaga, hapon at gabi, bucod sa nasab ng isang daan arao na indulgencias, ay magcacamit naman tayo nang isang indulgencia plenaria minsan sa loob nang buang yaon. Cun tayo ay ma-

ngŭmpisal nang tapat at pumaroong dumalao sa isang simbahan, at doon ipanalangin ang Santo Papa.

Ang mangã nasabing indulgencia,i, maipatutungcol natin sa caguinhauahan nang mangã calulua sa Purgatorio, sapagca,t, siyang calooban nang naturang Santo Papa.

